# KALATAS

Opisyal na Pahayagan ng Rebolusyonaryong Mamamayan ng Timog Katagalugan

TOMO 40 BILANG 6 | BASAHIN AT TALAKAYIN | HUNYO 2020


EDITORYAL

## Ipaglaban ang kalayaan, demokrasya at karapatan sa ilalim ng pasistang rehimeng US-Duterte

Malaon nang walang kalayaan ang bansang Pilipinas dahil sa pagkubabaw ng imperyalismong US sa bansa at pagyukod ni Duterte sa China. Kinikitil at marahas na sinusupil ng mga lokal na naghaharing uri ang mga demokratikong karapatang dapat na tinatamasa ng mamamayan upang patuloy na makapaghari at itaguyod ang interes ng naghaharing paksyon. Dahil dito, makatwiran lamang na isulong ng sambayanan ang demokratikong rebolusyong bayan para ganap na lumaya ang sambayanang Pilipino mula sa pagsasamantala at pang-aapi ng sistemang malakolonyal at malapyudal.

Kusang isinuko ni Duterte ang pambansang soberanya sa dalawang among imperyalista—ang US at China—kapalit ng kanyang pananatili sa kapangyarihan. Pinatunayan ni Duterte na isang malaking sarswela lamang ang kanyang pagbabasura sa VFA nang sususpindhin niya ang pagpapawalambisa nito. Nagkukumahog siyang kunin muli ang pabor ng imperyalismong US upang makinabang sa mga kagamitang pandigma ng huli. Kung tutuusin, ang pagpirma ni Duterte sa Anti-Terrorism Bill (ATB) noong Hulyo 3 at ang pagsasailalim ng bansa sa kanyang diktadurya ay naaayon sa kumpas ng imperyalismong US. Kinakailangan ng US ng merkadong pagbabagsakan ng mga sarplas na produkto at mga armas pandigma upang patuloy na magkamal ng tubo sa panahon ng ibayong pagsahol ng pandaigdig na krisis ng monopolyo-kapitalismo resulta ng pananalasa ng pandemyang COVID-19.

Samantala, binibigyang pabor din ni Duterte ang China upang makakuha ng mga dagdag na pautang, pondo at ayuda para tustusan ang mga proyekto sa ilalim ng Build, Build, Build. Kapalit ng lahat ng ito ang pagsuko sa China ng karapatang linangin at pakinabangan ng mga Pilipino ang natural na yamang nasa *exclusive economic zone* sa West Phililppine Sea na naipanalo nito sa *arbitral ruling* sa ilalim ng United Nations Convention on the Law of the Sea. Tanging sa ilalim lamang ng kanyang



# KALATAS

Hunyo 2020
TOMO 40 BILANG 6





*Ang KALATAS ang opisyal na pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Timog Katagalugan. Pinapatnubayan ito ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Inilalathala ito ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) at ng Bagong Hukbong Bayan ng Timog Katagalugan.*

*Inaanyayahan ng pamatnugutan ang mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan. Magpadala ng mga komentaryo at mungkahi, balita at rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan. Ito ay tumatanggap ng mga liham sa:*

 st.kalatas@gmail.com

 balikwastk.wordpress.com


administrasyon naisuko ang lehitimong laban kontra sa pag-angkin ng China sa pinagnanasaang teritoryo ng Pilipinas sa WPS.

Noon namang nakaaraang taon, ipinatupad ni Duterte ang Safe Philippines Project sa pakikipagtulungan sa China. Hindi lamang nito pinalalakas ang kapasidad ng AFP-PNP na maniktik sa sambayanan, kundi nagbibigay-daan din upang maluwag na makakuha ng impormasyon ang China sa mamamayang Pilipino.

Kaakibat ng pagkitil ni Duterte sa kalayaan ay ang pagkakait ng demokrasya at karapatan ng sambayanan upang matiyak ang kaayusang ninanais ng kanyang dalawang amo at ang pangarap niyang patuloy na makapaghari lampas 2022. Ngayong inilusot ni Duterte ang Anti-Terror Act of 2020 (ATA) sa gitna ng pandemyang COVID-19, higit na sasahol ang laganap na inhustisya sa bansa at ang abang kalagayan ng mamamayang Pilipino sa panahon ng krisis pangkalusugan.

Sa pagsasabatas ng ATA, maipapangako na ni Duterte sa kanyang mga among imperyalista na maisasagawa nila ang lahat ng kanilang imbing pakana sa bayan nang walang sumasagka at tumututol. Ang bubuuing Anti-Terrorism Council (ATC) para sa ATA ay magmumula sa mga berdugo at uhaw-sa-dugong *military junta* ni Duterte at mga alipores at kroni niya. Sa pamamagitan nito, madali na nilang mapagpapasyahan kung sino ang ituturing na "terorista" at banta sa seguridad ng estado ng malalaking burgesya-kumprador, panginoong maylupa at mga burukrata-kapitalista. Sa mata ng ATC, ang lahat ng makabayang Pilipino — mga rebolusyonaryo, aktibista, progresibo o kahit yaong kritikal sa mga anti-mamamayan at maka-imperyalistang patakaran ni Duterte — ay mga "terorista". Ang sinumang magpahayag laban sa rehimeng US-Duterte at mga patakaran nito ay magiging target ng pasismo at panunupil ng estado. Bago pa ito, libu-libo na ang pinatay at iligal na inaresto ng rehimen na mga aktibista at mamamayang nagpapahayag ng kanilang hinaing sa gubyerno ni Duterte.

Ibayong sumahol ang kalagayan ng karapatang tao sa bansa alang-alang sa pagsisilbi ni Duterte sa imperyalismong US at China at sa kanyang interes. Ipinapataw ng rehimeng Duterte ang terorismo ng estado na sumisikil sa karapatang tao at sibil ng mamamayan sa pamamagitan ng JCP-Kapanatagan, EO 70, Oplan Tokhang at Oplan Double Barrel Reloaded. Kaalinsabay, pinatitigas ang mga neoliberal na patakaran para sa malawakang pagdambong ng imperyalismong US sa likas-yaman ng bansa. Pangitang-pangita na walang ibang pinaglilingkuran si Duterte kundi ang imperyalistang US at China kapalit ng pagsuko sa pambansang soberanya at pagtanggap ng ayuda't pondo para sa pasismo at tiranikong paghahari.

Samantala, habang tinitiyak ni Duterte ang kanyang diktadurya, lumalakas ang panawagan ng mamamayan para lutasin ang krisis pang-ekonomiya at pangkalusugang kinakaharap ng bayan. Walang ibang pinaglaanan ang pondong inutang sa ngalan ng pagpuksa ng COVID-19 kundi sa walang patid na burukratikong korapsyon, operasyong militar at pulis at pagbili ng mga kagamitang pandigma na gagamitin sa pagsupil sa nakikibakang mamamayan. Sukang-suka na ang mamamayan sa inilalabas na *fake news* ng AFP-PNP sa mga kampanyang pagpapasuko ng programang E-CLIP. Hindi na kayang tabunan ng mga kasinungalingan ni Duterte at ng AFP-PNP ang kasalukuyang lumalalang sitwasyon ng bansa.

Sa Timog Katagalugan, desperado si Gen. Antonio Parlade at ang SOLCOM sa pagtatambol ng kanilang itim-na-propaganda hinggil sa mga pekeng *NPA surrenderees* sa panahon ng COVID-19. Subalit hindi nito kayang pagtakpan ang mga kapalpakan at kawalang-

kalutasan sa pagharap sa COVID-19 nina Lorenzana, Esperon at Año ng IATF. Nag-aalimpuyo ang galit ng mamamayan sa kalunsuran sa kriminal na kapabayaan ng rehimen na magsagawa ng *mass testing* hanggang sa maanomalyang programang pagbibigay ng ayuda na SAP. Sa kanayunan, nagpapatuloy ang panawagan ng mamamayan na palayasin ang mga nag-ooperasyong sundalo at pulis dahil bukod sa takot at teror na hinahasik ng mga ito ay pinatataas nila ang risgo na kumalat ang COVID-19.

Kailangang higit na pagbuklurin ng masang anakpawis ang kanilang hanay laban sa pasistang rehimeng US-Duterte. Hindi dapat bigyan ng puwang ang kahit na anumang hakbangin ni Duterte na mapatagal pa ang kanyang tiraniko't pasistang paghahari. Ibabagsak ng sambayanang Pilipino ang rehimeng US-Duterte sa pamamagitan ng pagsusulong at pagtataguyod ng demokratikong rebolusyong bayan. Bukas ang mga larangan ng Melito Glor Command-BHB TK sa lahat ng mamamayan, aktibista, progresibo, oposisyon at kritiko ng rehimen na nanganganib ang buhay mula sa *death squads* ng rehimeng US-Duterte at nagnanais ipagtanggol ang sarili sa mga atake at pasismo ng rehimen.

Samantala, habang inilulunsad ng mga yunit sa ilalim ng MGC-BHB TK ang mga kampanya laban sa COVID-19, patuloy nilang isasagawa ang mga taktikal na opensiba upang labanan ang tiraniya at pasismo ni Duterte. Bibigwasan ng mga yunit ng BHB ang mga mersenaryong AFP-PNP at bibiguin ang kanilang nagpapatuloy na *focused military operations* habang ipinagtatanggol ang mamamayan. Nakahanda ang mga Pulang mandirigma na mag-alay ng kanilang buhay para harapin ang lalong pagpapatindi ng militaristang hakbangin ni Duterte.

Maningning ang kasaysayan ng pakikibaka ng sambayanang Pilipino para labanan at wakasan ang paghahari ng imperyalismong US at ang ipinataw nitong kaayusang malakolonyal at malapyudal sa bansa. Ang ibayong pagkakaisa ng mamamayan at ang mahigpit na bigkis nito sa BHB ang magpapabagsak kay Duterte at magpapalaya sa bayan sa kuko ng imperyalismo. Sa abo ng ibinagsak na estado ng lokal na naghaharing uri, itatayo ang Demokratikong Gubyernong Bayan na tunay na magtataguyod sa mamamayan. Tanging ang tagumpay ng demokratikong rebolusyong bayan ang magtitiyak sa kalayaan, demokrasya at karapatan ng mamamayang Pilipino. K

KILOS PROTESTA




# Araw ng Huwad na Kalayaan, sinalubong ng protesta laban sa Anti-Terror Bill

Naglunsad ang mga progresibong grupo sa TK, sa pangunguna ng Bagong Alyansang Makabayan Southern Tagalog, ng dalawang kilos protesta laban sa Anti-Terrorism Bill (ATB) sa Cavite noong Hunyo 12.

Isang aksyong protesta ang isinagawa sa Kawit, Cavite bandang alas-8 ng umaga ng Hunyo 12. Sinabayan nito ang selebrasyon ng lokal na gubyerno ng Kawit sa Araw ng Kalayaan na ipinangtatakip ng mga reaksyunaryo sa pagiging alipin ng Pilipinas sa mga imperyalistang bayan pangunahin ng US. Nagkaroon ng 45-minutong programa kung saan tinalakay ang pagbabasura sa ATB at paglaban sa panghihimasok ng US at China sa bansa.

Anila, ang pagpasa sa ATB ay alinsunod sa programang kontra-insurhensya ng US at utos ni Donald Trump sa tuta nitong si Duterte.

Pagdating ng alas-4 ng hapon ay pumutok ang isang rali na dinaluhan ng halos 200 tao sa Dasmariñas City, Cavite. Iniladlad nila ang isang *banner* na may panawagang "Patalsikin si Duterte!" at nagdaos ng 20-minutong programa sa tabi ng haywey na sumentro sa kanilang pagtutol sa ATB. Ang pagkilos na ito ay bahagi ng mga *Black Friday protest* na isinasagawa sa buong bansa laban sa ATB.

Binigyang-buhay ng mga kulturang pagtatanghal ang pagkilos sa Dasmariñas City. Nagbihis Katipunero ang mga artista ng bayan at naghandog ng awit-galaw na naglahad ng pagkaalipin ng Pilipinas.



Habang may pagkilos ay namataan ang dalawang ahente ng pulis na nagmamanman sa paligid at kumukuha ng litrato ng mga dumalo sa aktibidad.

Kasabay ng mga pagkilos sa lansangan noong Hunyo 12 ang pangangalampag ng *netizens* sa iba't ibang *social media platform*. Nag*post* sila ng pagtutol sa ATB at pagtatanggol sa pambansang soberanya na niyuyurakan ng US at China.

Sa parehong pagkilos ay nag-obserba ang mga lumahok ng *physical distancing* at nagsuot ng *face mask* bilang pag-iingat na hindi magkahawahan ng COVID-19. K

# Pandarahas at pekeng pagpapasuko sa manggagawa ng Coca-Cola-Santa Rosa, isinagawa ng PNP at AFP sa gitna ng pandemya

Habang lugmok ang kabuhayan ng manggagawa dahil sa epekto ng pandemyang COVID-19 at ng militaristang *lockdown*, nakakaranas ang mga manggagawa ng dagdag na pahirap sa kamay ng mga pasistang elemento ng PNP CALABARZON at 202nd Brigade sa tuloy-tuloy na panunupil.



Sa pagawaan ng Coca-Cola sa syudad ng Sta. Rosa, kung saan nagrehistro ng matutunog na tagumpay ang pakikibaka ng manggagawa sa nagdaang pitong taon, isinagawa ng pinagsanib na elemento ng PNP at AFP ang pagbabahay-bahay para harasin, takutin at pasukuin bilang mga kasapi ng Bagong Hukbong Bayan (BHB) ang mga manggagawa na lumahok sa matagumpay na welga para sa regularisasyon.

Higit na suminsin ang panghaharas sa kanila nang magpagamit si Rey Medellin at naging bayarang asset ng sabwatan ng AFP-PNP at kapitalista sa panghaharas at pananakot sa mga lider ng unyon kapalit ng personal na pakinabang.

**Paglalantad kay Rey Medellin**

Ayon sa pederasyong OLALIA, kabilang si Medellin sa 226 manggagawang nabenepisyuhan at nakinabang sa matagumpay na welga ng manggagawa ng Coca-Cola noong 2013. Naging regular siyang manggagawa, kasapi at opisyal ng unyon sa Coca-Cola.

"Bago matapos ang taong 2019, nakatanggap na kami ng ulat mula kay Medellin na nakakaranas siya ng harassment sa mga nagpapakilalang militar na pinipilit siyang sumuko at makipagtulungan sa kanila. Dahil dito, isinasaayos na namin ang dokumentasyon para isampa ang reklamo sa Commission on Human Rights (CHR) at sa International Labor Organization (ILO) para tulungan siya," dagdag ng OLALIA.

Kasabay nito, may mga ulat din mula sa kapwa niya mga manggagawa na isa-isa silang kinakausap ni Medellin, maging ang kanilang pamilya para pasukuin bilang NPA at linisin ang pangalan sa Regional Task Force to End Local Communist Armed Conflict (RTF-ELCAC).

Noong Marso 29, ipinarada ng PNP CALABARZON at 202nd Brigade ang mga pekeng *NPA surrenderee*. Sila ang mga hinaras, tinakot at hinakot na manggagawa ng Coca-Cola-Sta. Rosa. Kabilang dito ang isang "Ka Rebo" na tagapagsalita sa nasabing programa — kalaunan ay aaminin ni Medellin sa mga manggagawa na siya si Ka Rebo.

Sa nasabing okasyon, muling ni-*red tag* at pinaratangang *"legal front"* ng PKP-BHB-NDFP ang pederasyong OLALIA at PAMANTIK-KMU. Ito ay mga paratang na paulit-ulit na ginagawa ng NTF-ELCAC at ni Gen. Parlade ng SOLCOM para takutin ang mga manggagawang kasapi at sagkaan sila sa pag-uunyon.

Habang dumadaing ang manggagawa dahil sa kahirapan ng *lockdown*, halos araw-araw na nakakatanggap ng ulat ang PAMANTIK-KMU mula sa mga manggagawa na hinaharas ng mga ahente ng estado at ni Medellin.

Ayon sa ulat ng isang hinaras na manggagawang, gumawa ng *affidavit* si Medellin sa RTF-ELCAC at inilista ang lahat ng lumahok sa matagumpay na welga noong 2013 bilang kasapi at *supporter* ng BHB. Ito din ang nilalaman ng dokumentong pilit pinapipirmahan sa kanila.

Noong Abril 23, nakatanggap muli ang PAMANTIK-KMU ng ulat na may siyam na manggagawang kontraktwal ang pinalabas kahit hindi pa tapos ang kanilang oras ng trabaho at inabangan ng isang sasakyang nasa tapat ng planta ng Coca-Cola. Dinala ang mga manggagawang ito sa Camp Macario Sakay sa Los Baños, Laguna na siyang himpilan ng TF-Ugnay ng AFP at RTF-ELCAC. Dinatnan nila si Medellin at iba pang hindi kilalang lalaki, ininteroga sila at pinangakuan na gagawing regular sa kumpanya basta huwag nang sumama sa unyon.

**Tuluy-tuloy na *red-tagging* at sapilitang pagpapasuko**

Noong Mayo Uno, muling nagparada ang PNP CALABARZON at 202nd Brigade ng 16 pekeng *NPA surrenderee* mula sa mga hinakot na manggagawa ng Coca-Cola. Kabilang dito sina Raffy Baylosis

at Francisco Ladi at ang siyam na manggagawang kontraktwal na naunang napabalitang dinala sa Camp Macario Sakay sa Los Baños.

Sa harap ng AFP, si Raffy Baylosis naman ang nagbibintang na *"legal front"* ng PKP-BHB-NDFP ang mga organisasyong tumulong sa kanila at nagsulong ng laban ng regularisasyon at siya ngayong pinakikinabangan nila. Iisa ang kanilang tono ni Gen.Danao ng PNP CALABARZON at Col. Alex Rillera ng 202nd Brigade.

"Si Baylosis at Ladi ay kabilang sa 176 manggagawang kontraktwal na nabenepisyuhan ng regularisasyon sa kumpanya ng Coca-Cola matapos ang matagumpay nilang welga noong 2018," paglilinaw ng PAMANTIK.

Sa pagpapagamit nina Medellin, Baylosis at Ladi sa kapitalista at sa AFP-PNP, halos araw-araw nang may ulat ng insidente ng *harassment* at pananakot para pasukuin ang mga manggagawa ng Coca-Cola. Kabilang sa pananakot nila na kung hindi susuko ay ang pagkatanggal sa trabaho at ang pagpapahuli sa kanila sa bisa ng Anti-Terror Act of 2020.

Ayon sa isang opisyal ng unyon, mula nang magtagumpay ang ikalawang serye ng welga ng manggagawa ng Coca-Cola laban sa kontraktwalisasyon at nakapagparegular muli ng panibagong 176 manggagawa, nag-umpisa nang tumindi ang *harassment* sa unyon at sa kanilang mga aktibong lider manggagawa.

"Naniniwala kami na may kinalaman ang kapitalistang Coke sa *red-tagging* na ginawa sa aming unyon. Malayang nakakapasok ang mga elemento ng AFP-PNP sa loob ng planta deretso sa opisina ng Security Officer ng kumpanya na si Escuadra. Hindi rin pinapansin ng kapitalista ang mga reklamo namin sa nagaganap na *harassment.* Kaya ang tingin namin, nais nilang durugin ang aming tunay na unyon at palitan ng unyong tuta ng kompanya," paglalahad niya.

Iniuugnay naman ng PAMANTIK sa EO 70 ni Duterte at sa kampanya ng NTF-ELCAC ang pakanang durugin ang mga militanteng unyon sa TK.

Dahil sa presensya ng TF-Ugnay ng 2nd ID sa syudad ng Cabuyao at sa pagpapagamit ng mga bayarang sina Medellin, Baylosis at Ladi sa mga pasistang militar, inaasahan ng manggagawa na titindi pa ang *harassment* lalo na sa progresibo at militanteng unyunismo sa rehiyon.

Noong Mayo 6, nagkampo sa *barangay hall* ng Pulo, Cabuyao na katalikuran lamang ng Workers' Center ang isang tim ng 202nd Brigade. Ang pagdating ng militar sa Brgy. Pulo ay may kaugnayan sa isasagawang *community support program* (CSP) ng TF-Ugnay ng 2nd ID na sa karanasan ay tabing ng militar para sa panghaharas sa mamamayan. Tinatakot din at binabantaan ang Sangguniang Barangay ng Pulo, Cabuyao na kakasuhan sila kapag hindi pinaalis at pinahinto ang paggamit ng manggagawa sa Workers' Center. Bitbit din nila ang litrato at hinahanap ang tagapangulo ng pederasyong OLALIA na si Hermenegildo Marasigan.

Patuloy ang *red-tagging* sa mga organisador ng manggagawa at sa mga unyon na nasa ilalaim ng PAMANTIK-KMU na pinangalanan sa programa ng militar kaugnay sa pagsuko ng mga pekeng NPA noong Marso 29, Mayo 1 at Hunyo 12. K

*BANTAY KARAPATAN*



# *Relief program at community kitchen* sa Montalban, hinaras ng mga berdugong AFP-PNP

Hinaras at minanmanan ng 202nd Brigade at PNP-Rizal ang mga Grupong Nagtatanggol sa Karapatang Pantao - Timog Katagalugan (Karapatan-TK) at mga taong simbahan na naglunsad ng *relief program and community kitchen* sa Brgy. Puray, Montalban, Rizal noong Mayo 31 - Hunyo 5. Ang programang relip at pagpapakain ay inilunsad ng grupo upang tulungan ang mamamayang apektado ng *lockdown* sa panahon ng krisis pangkalusugang dulot ng COVID-19.

Bago ang pagbibigay-serbisyo ng Karapatan-TK, naiulat ang patuloy na paglabag ng mga elemento ng 80th IB at PNP-Rizal sa karapatang pantao ng mamamayan ng Brgy. Puray. Regular na naglulunsad ng *retooled community support program operations* (RCSPO) ang mersenaryong tropa kung saan armaduhan silang sumasama sa DSWD para pamamahagi ng *relief goods.* Isinasama nila ang mga polyeto ng E-CLIP sa mga ipinapamahaging relip.

Dagdag pa, ang berdugong tropa ay regular na nagpapatawag ng mga pulong para sa kampanyang pagpapasuko. Dito tinitipon nila ang mga personal na impormasyon at *thumbmarks* ng mga residente. Kabilang sa kanilang pananakot at saywar ang pagpapalaganap ng text na "Sino ang gustong magpa-*clear*?" Malisyoso pa nilang ikinakabit ang mga ligal na organisasyon tulad ng SIKKAD at Kadamay sa PKP-BHB upang ikatwiran ang patuloy na paglulunsad ng operasyong militar sa lugar.

Samantala, naidulog naman ng mga maralita ang kanilang mga hinaing hinggil sa kapabayaan ng gubyernong Duterte sa pagtugon sa COVID-19. Pangunahing dinadaing ng mga kasapi ng lokal na samahan ang hindi maayos na pamamahagi ng subsidyo sa ilalim ng Special Amelioration Program (SAP) kung saan maraming pamilya ang hindi nabibigyan nito. Ipinagkakait din sa mga residente ang *quarantine pass* na kailangan sa pagbiyahe. K

# Ugnayang Hukbo at Mangyan, patuloy na lumalawak sa kabila ng mabangis na FMO ng kaaway

Sa isang bundok ng Mindoro, umerya ang isang yunit ng Lucio de Guzman Command - BHB Mindoro at naglunsad ng gawaing masa sa mamamayang Mangyan. Inabot ng yunit ang mga pinakaliblib na pamayanan ng Mangyan na matagal nang inabandona ng reaksyunaryong gubyerno.

Agad na nagpakilala ang mga kasama sa masang Mangyan. Litaw ang ngiti at tuwa ng mga katutubo nang makilala ang mga Hukbo. Noong una ay nahihiya at naiilang pa sa mga kasama pero dahil sa wastong linyang masa, hindi nagtagal ay unti-unti na rin silang nakikipagkwentuhan at talakayan sa mga kasama.

Sa panahon ng paglubog ng yunit sa kanilang pamayanan upang higit na mas mapalapit sa kanila, inaral ng mga kasama ang kanilang lenggwahe at kultura na higit na nagpahigpit sa kanilang ugnayan.

Ibinahagi ng mga katutubo ang kanilang mga problema gaya ng sa usapin ng kanilang kabuhayan. Napakalayo nila sa pamilihan at mababa pa ang presyo ng kanilang produkto. Matindi rin ang pandaraya sa kanila gaya ng kaltas o resiko. Sa kada 20 kilo ng kanilang produkto ay inaawas ang resiko na 5 kilo, bukod pa sa daya sa mga timbangan.

Gusto rin nilang makapag-aral ang kanilang mga anak pero dahil sa layo nila sa mga eskwelahan, hindi makapasok ang mga bata sa paaralan.

Naikwento rin nila na sa simpleng ubo at sipon ay maraming namamatay sa kanilang pamayanan. Maging ang tigdas na dumadapo sa kanila taun-taon ay nagiging epidemya sa kanilang lugar dahil walang nakakaabot na mga serbisyong pangkalusugan ng pamahalaan. Walang bakuna kaya umaabot sa hindi bababa sa sampung bata ang namamatay kada pamayanan.

Sa ganito nilang kalagayan, nagsikap ang yunit na ipatanaw sa kanila ang sama-samang pagkilos at ang kahalagahan ng pagkakaisa. Naglunsad ang yunit ng masiglang pag-aaral, propaganda at talakayan, serbisyong medikal at paglahok sa produksyon upang turuan sila ng mas abanteng mga kaparaanan at kaalaman sa pagtatanim at pag-aalaga ng hayop. Sa tuwing nagkakasama-sama, nag-aalay ang Hukbo ng mga rebolusyonaryong awit na sinasagot naman ng masang katutubo ng kanilang ambahan o tradisyunal na anyo ng pag-awit sa kulturang Mangyan.

Hanggang sa ang mga kabataang katutubo ay nagkusa nang hanapin ang mga kasama at mag-*enrol* sa mga klase ng Literasiya at Numerasiya na ibinibigay ng Hukbo. Naging interesado rin ang mga kababaihan sa pag-aaral ng pagluluto ng mga halamang gamot upang gawing *syrup, powder, ointment* at iba pa.



Tinuruan din sila kung paano gamutin ang simpleng sakit at paano ito maiiwasan hanggang sa pag-aalaga ng maysakit. At ang hindi nila malilimutan ay ang pag-aasikaso ng mga kasama sa isang pasyenteng Mangyan na may malalang impeksyon. Hindi nila kayang isugod sa ospital ang kanilang kabaryo dahil sa kawalan ng pera at kalayuan nila sa bayan. Kung kaya't buong tiwala nilang inilapit ang pasyente sa yunit ng Hukbo upang ipagamot. Kaagad ginawa ng medik ng yunit ang panggagamot sa pasyente. Inoperahan, nilagyan ng swero at binigyan ng tamang gamot ang pasyente hanggang siya ay gumaling. Laking tuwa ng buong pamayanan sa nakamit na tagumpay sa panggagamot sa pasyente.

Naganap ito sa panahong hinaharap ng mga kasama ang pandemyang COVID-19. Naibahagi din sa komunidad ang pag-iwas at mga hakbanging dapat gawin sa panahon ng COVID-19. Gumawa rin ang yunit at ang pamayanan ng kumprehensibong plano kaugnay sa pandemyang ito. Ipinalaganap ng mga katutubo ang mga naging kaisahan hanggang sa mga kalapit nilang baryo.

Hindi nakaligtas ang mga pamayanang ito sa militaristang *lockdown* ng rehimeng US-Duterte. Ipinagbawal sa mga Mangyan ang



# 203rd Brigade, patuloy ang paghahasik ng teror sa Mindoro

Kabi-kabilang paglabag sa karapatang tao ang naging resulta ng walang tigil na *focused military operations* (FMO) at *community support program operations* (CSPO) ng 203rd Brigade sa siyam na bayan sa Oriental at Occidental Mindoro mula Abril hanggang Hunyo.

Sa Occidental Mindoro, dalawang Mangyan na nagngangalang Agay at Wagay ang hinuli ng 4th IBPA noong Abril 30 sa Barangay Manoot, Rizal. Si Agay, na agad na dinakip nang makita sa daan ng tropa ng 4th IBPA, ay pinag-aapakan sa likod ng 20 sundalo hanggang hindi na halos makahinga. Tatlong araw na dinetine sa kampo ng sundalo ang dalawang biktima.

Matinding *trauma* naman ang dulot ng paghuhulog ng AFP ng bomba mula sa eroplanong pandigma na FA-50 sa bayan ng Socorro, Oriental Mindoro noong Mayo 31. Binomba ang lugar matapos ang labanan ng isang yunit ng Lucio de Guzman Command - BHB Mindoro at 76th IB PA sa Barangay Bugtong na Tuog.

Sinundan ang pambobomba ng mababagsik na operasyong militar sa mga bayan ng Bansud, Gloria, Victoria at Socorro, pawang nasa Oriental Mindoro, na nagpalikas sa mga residente. Walang konsensyang sinunog ng mga sundalo ang bahay ng mga katutubo sa interyor upang diumano'y hindi na ito magamit ng mga Pulang mandirigma.



Nitong Hunyo, tuluy-tuloy ang panghahalihaw at kampanyang pagpapasuko ng 4th IBPA sa Barangay Monteclaro, San Jose at Manoot, Rizal sa Occidental Mindoro at sa Barangay Lisap, Bongabong, Oriental Mindoro. Iniulat na kaso ng paglabag ang paghuli ng 4th IBPA sa tatlong Mangyan Buhid kabilang ang lider ng isang sityo sa Barangay Lisap noong Hunyo 26. Ikinulong ang tatlong biktima sa kampo ng tatlong araw at paulit-ulit na inimbestigahan.

Matinding pananakot naman ang gustong gawin ng 203rd Brigade sa pagpapalipad nito ng dalawang *heli-gunship* at pagkukunwang mag-iistraping at mambobomba noong Hunyo 28. Pinalipad nang napakababa ang isang *heli-gunship* hanggang sa halos sumisid sa mga bahayan habang nakaalalay sa taas ang isa pa. Kitang-kita ng mga residente ang nakaumang na *machine gun* kaya't marami ang natakot at nagtakbuhan.

Pinagala ang dalawang *heli-gunship* sa anim na katabing komunidad ng Ilog ng Lisap at apat na pamayanan sa Barangay Panaytayan, Mansalay, Oriental Mindoro. Umabot din ang dalawang sasakyang panghimpapawid sa Calintaan at San Jose, Occidental Mindoro. Naghulog ang mga ito ng mga polyeto at itim-na-propagandang naglalaman ng mga piktyur ng mga pinaslang na sibilyan at kasapi ng BHB. K

---

*Ugnayang Hukbo at Mangyan...mula sa pahina 6*

pagpunta sa mga bayan, kinontrol ang kanilang mga binibili at naapektuhan ang hanapbuhay dahil sa itinigil ang daloy ng ilang negosyo at paggawa.

At ang pinakamasahol, sa tabing ng COVID-19 ay walang patid at pinabangis ang mga operasyong militar ng 203rd Brigade-PNP MIMAROPA sa sinasabing *COVID-related missions*. Kaya hindi rin nakaligtas ang pamayanang ito. Lumikas ang mga tao dahil sa takot sa militar. Napilitan ding lumayo ang mga kasama para iwasan ang atake ng kaaway.

Subalit sa hindi inaasahang pagkakataon ay muling nagkatagpo ang mga kasama at katutubo habang pareho silang naghahanap ng kanlungan sa kabundukan. Halos maluha-luha ang mga kasama sa tuwa dahil nalaman nilang ligtas ang masa sa kapahamakan at nalaman din ng masa na maayos ang kalagayan ng mga kasama.

Ipinapakita ng pangyayaring ito na sa tamang linyang masa at masikhay na pagpupundar ng mga kasama, walang kapagurang pag-oorganisa, pagmumulat at pagpapakilos sa hanay ng masa ay maitatanim ang malalim at papalawak na ugnayan ng hukbo at mamamayang Mangyan. Hindi mapipigil ng pasistang kaaway ang pag-ugat at pagyabong ng malalim na relasyong ito ng rebolusyonaryong kilusan sa mamamayan. K

TUGON NI PATNUBAY DE GUIA

# Paano lumalahok ang rebolusyong Pilipino sa pandaigdigang pakikibaka laban sa imperyalismo?

**Ang pakikibaka laban sa imperyalismo ay isang pakikibaka para sa sariling pagpapasya ng mga bayang api't pinagsasamantalahan ng pandaigdig na sistemang kapitalismo. Bawat matagumpay na rebolusyon para sa pambansang pagpapalaya at sosyalismo ay lumalagot sa tanikala at kapangyarihan ng imperyalismo sa buong daigdig.**

Ang demokratikong rebolusyon ng bayan (DRB) na isinusulong sa Pilipinas ay anti-imperyalista, anti-pyudal at anti-burukrata kapitalista. Naglalayon itong ibagsak ang malakolonya at malapyudal na lipunang Piipino na siyang dahilan kung bakit lugmok sa kahirapan at pang-aapi ang malawak na sambayanang Pilipino. Isang pakikibaka para sa pambansang kalayaan mula sa dominasyon ng imperyalismo at nagpapalaya sa uring manggagawa, magsasaka at iba pang demokratikong uri't sektor mula sa katutubong pyudalismo at burukrata-kapitalismo.

Hangad ng rebolusyong Pilipino na tapusin ang paghahari ng imperyalismong US sa bansa at bahagi ito ng pakikibaka ng mga manggagawa at inaaping mamamayan ng daigdig laban sa imperyalismo. Hindi natin mararating ang sosyalistang bukas hanggang nakakubabaw ang imperyalismo sa lipunang Pilipino.

Ang tagumpay ng DRB Pilipinas ay tagumpay ng pandaigidigang kilusang proletaryo laban sa imperyalismo at iba pang uri ng reaksyon. Sa tagumpay ng DRB kasabay na pinuputol ang isang mahinang kawing ng kadena ng Imperyalismo sa daigdig.

Habang binabagtas ng rebolusyong Pilipino ang daan tungo sa tagumpay, puspusang lalabanan at tutulan ng mga rebolusyonaryong pwersa ang mga imperyalistang pakana na nagpapahirap sa mamamayan. Sa Pilipinas, ang rebolusyonaryong kilusan ang pinakakonsistente at pinakamatatag na boses na nagtatanggol sa pambansang soberanya laban sa pagyurak ng imperyalismong US at China. Malinaw ito sa pahayag ng rebolusyonaryong kilusan na hindi nagpaloko sa kunwang pagbabasura ni Duterte sa Visiting Forces Agreement nitong taon. Matalas ding pumosisyon ang rebolusyonaryong kilusan laban sa pagsuko ng rehimeng Duterte sa China na pakinabangan ang likas na yaman ng bansa sa *exclusive economic zone* ng Pilipinas sa West Philippine Sea bilang kapalit ng bilyun-bilyong pautang para pondohan ang bulok na programang Build, Build, Build.



Aktibo rin ang rebolusyonaryong kilusan sa paglalantad at pagkundena sa pandarambong ng mga imperyalistang kapangyarihan at ng mga higanteng monopolyo-kapitalista sa pambansang ekonomya at pwersang paggawa ng Pilipinas at iba pang malakolonyang bayan. Malaon nang nanindigan ang kilusan kontra sa mga instrumento ng imperyalismo tulad ng International Monetary Fund, World Bank, at mga rehiyonal na asosasyon tulad ng APEC at ASEAN na walang ibang layunin kundi ipataw ang interes ng imperyalismo sa mahihirap na bayan at lubusin ang pagsasamantala sa mga manggagawa. Wala ring takot na kinukundena at isinasakdal ng mga rebolusyonaryong Pilipino sa pamamagitan ng Partido Komunista ng Pilipinas (PKP) at National Democratic Front of the Philippines (NDFP) ang US at iba pang imperyalistang bayan na naglulunsad ng madudugong gera na kumikitil at sumisira sa buhay ng milyun-milyong mamamayan. Tampok rito ang mga gera sa Middle East, Central Asia at North Africa na pawang mayaman sa rekursong langis gayundin ang mga ginagawang panggigipit at pananalakay sa mga anti-imperyalistang bansa tulad ng North Korea, Iran, Venezuela at Cuba at sa mga kilusan para sa sariling pagpapasya tulad ng sa Palestine at Kurds. Nakiisa rin ang mga rebolusyonaryong pwersa sa pagkundena sa pang-uupat ng gera ng US sa ginawa nitong pagpatay sa kumander ng Iranian Quds Force na si Qassem Soleimani nitong Enero 2020.

Masigla at marubdob ang pakikibakang anti-imperyalista sa Pilipinas sa pangunguna ng rebolusyonaryong kilusan. Mainit nitong sinusuportahan ang mga pagkilos sa iba't ibang bayan, kabilang na ang pumutok na malalaking protesta sa US, Chile, Guam, France, at Hongkong. Ang mga protestang ito'y tumutuligsa sa neoliberalismo, rasismo, *xenophobia*, pasismo, gerang agresyon at neokolonyalismo.

Ngayong panahon ng pandemyang COVID-19, nakikiisa ang rebolusyonaryong kilusan sa Pilipinas sa pandaigdigang panawagan na sama-samang harapin ang pandemya. Mariin nitong itinatakwil ang mga imperyalistang bayan sa kanilang pananagutan sa paglaganap ng COVID-19 sa mundo at pagkundena sa kanilang mga maniobra upang samantalahin ang paghihirap ng mamamayan para pagkakitaan ng limpak-limpak na tubo ang mga gamot at iba pang kagamitang medikal na ibinabagsak sa mahihirap na bansa.

Kasabay nito'y masigasig ang PKP at rebolusyonaryong kilusan sa pakikipag-ugnayan sa iba pang aping mamamayan at bayan na lumalaban sa imperyalismo at nakikibaka para sa pambansang pagpapalaya at sariling pagpapasya. Tangan ang prinsipyo ng kasarinlan, pagkakapantay-pantay at hindi pangingialam sa mga internal na usaping pambansa, nagawa nating makipagkaibigan at makipagkaisa sa mamamayan ng mga bayan sa Europa, Hilagang Amerika, Latin America, Asya-Pasipiko at Africa na lumalaban sa imperyalismo. Sa ilang mauunlad na ugnayan, nakikipagpalitan ang Partido at NDFP ng mga aral at karanasan sa paglulunsad ng digmang bayan upang itulak ang pagtatayo ng kanilang sariling hukbong mapagpalaya.

Ang NDFP sa pamamagitan ng International Dapartment nito ay puspusan ang ginagawang pakikipag-ugnayan at pakikipagtulungan sa iba't ibang grupo, partido, institusyon at mga anti-imperyalistang organisasyon at kilusan para ibayong palakasin at patatagin ang ugnayan at tulungan sa balangkas ng pormal at di pormal na nagkakaisang prente laban sa imperyalismo. Pinangungunahan ng NDFP ang mga pagtitipon para magpalitan ng karanasan sa pakikibaka laban sa kani-kanilang naghahari at nagsasamantalang uri sa mga bansang kolonya at malakolonya na mayroong nakatayong kilusang mapagpalaya. Aktibo ang NDFP sa paglulunsad ng mga kampanya, pakikibaka at paglahok sa bilateral at multilateral na mga kumperensya.

Upang matupad ang mga gawaing ito, patuloy ang rebolusyonaryong kilusan sa pag-oorganisa at pagpapakilos sa kababayang Pilipino sa ibayong dagat laluna ang mga nasa imperyalistang bayan. Kabilang sila sa migranteng mamamayan na itinulak ng malubhang krisis pang-ekonomya at mga digmaang agresyon na mangibang-bayan. Mahalaga ang kanilang papel sa pag-uugnay ng mga pakikibaka ng iba't ibang mamamayan at pagpapaunlad ng suporta at simpatya mula sa labas ng bansa para sa rebolusyong Pilipino.

Samantala, mahalagang banggitin ang pagsisikap ng mga makabayan at progresibong organisasyon sa Pilipinas na lumahok sa pandaigdigang kilusang anti-imperyalista para isanib ang sariling lakas nito sa iba pang grupo at organisasyon sa daigidig na nakikibaka sa imperyalismo at iba pang uri ng reaksyon laban sa mga manggagawa at inaaping mamamayan sa daigdig. Mula sa pahayag ni Kasamang Jose Maria Sison, Chief Political Consultant ng NDFP at kasalukuyang *chairman emeritus* ng International League of People's Struggle (ILPS) na patuloy na lumalakas at lumalawak ang ILPS bilang kalipunan ng iba't ibang anti-imperyalistang organisasyon sa daigdig.

Mahalaga ang ginagampanang papel ng mga progresibong organisasyon sa bansa sa pagbubuo, pagpapalawak at pagpapalakas ng anti-imperyalistang nagkakaisang prente sa daigdig. Ang mga pakikibakang anti-imperyalista, anti-pasista at anti-pyudal ng mga progresibong organisasyon sa bansa ang nagsisilbing inspirasyon ng iba pang kilusang anti-imperyalistang organisasyon sa iba't ibang sulok ng daigdig.

Nasa panahon ang rebolusyong Pilipino na muling nagpapanibagong-sigla ang pandaigdig na rebolusyong proletaryo laban sa imperyalismo at para sa sosyalismo. Magkaugnay ang ating mga pagsisikap at kapwa nagsisilbi sa pagkakamit ng mga naiipong maliliit tungo sa ganap na tagumpay. Bawat hakbang pasulong ng rebolusyong Pilipino ay bigwas sa imperyalismo bilang numero unong komun na kaaway ng sangkatauhan. Ang mga sama-samang pagkilos ng mga manggagawa't mamamayan sa mga kapitalista at mahihirap na bansa laban sa imperyalismo ay magpapalakas sa mga kilusan para sa pambansang pagpapalaya at sariling pagpapasya sa mga mahihirap na bansa at para sa sosyalismo. Lahat ng ito'y mag-aambag sa pagbibigkis ng lakas ng inaaping mamamayan ng daigdig — at siyang magiging higanteng pwersang lalagot sa kadena ng pagkaalipin ng sangkatauhan mula sa imperyalismo. K

*BANTAY KARAPATAN*



## Panghuhuli at pandarahas sa mga sibilyan sa TK, pakana ng AFP-PNP

***Palawan.*** Patung-patong ang kaso ng paglabag sa karapatang tao ng 18th Special Forces Company at 4th Marine Battalion Landing Team (MBLT) sa mga bayan ng Brooke's Point, Quezon, at Rizal sa isla ng Palawan na naitala sa loob ng 3-linggong operasyong militar nitong Hunyo.

Isang kaso ng mga pasista ang paghuli at 24 oras na pagbihag kay Merkel Mansuna, 17, mula sa Sityo Bayog, Barangay Aribungos, Brooke's Point. Sapilitang nagpagiya ang 4th MBLT kay Mansuna sa kanilang mga operasyon.

Sa Sityo Bayog din pinasok ang limang bahay ng mga katutubo at sinira ang kanilang mga pananim at ari-arian, kabilang na ang sa pamilya Mansuna. Higit 10 pamilya ang umalis sa pamayanan para iwasan ang panghahalihaw ng mga pasistang sundalo.

Samantala, isa ring *menor de edad* na nagngangalang Dipdip ang binihag ng mga sundalo at ginawang giya sa kanilang operasyon sa Barangay Iraan, Rizal. Sa Barangay Cacawitan, Quezon naman binugbog ng mga sundalo ang magsasakang si Ben Veloso dahil pinaghihinalaan siyang tagasuporta ng BHB.

***Quezon.*** Dinukot ng tropa ng 85th IBPA ang dalawang magsasaka mula sa Barangay Mabini, Lopez noong Hunyo 2. Pinaratangang mga kasapi ng BHB ang mga biktima na sina Marvin Lotero at Wilmar Mariñas na parehong kasapi ng lokal na *chapter* ng ligal na organisasyong Coco Levy Funds Ibalik sa Amin (CLAIM). K

# Panlilinlang at kampanyang pagpapasuko ng 80th IBPA, bigong durugin ang paglaban ng mamamayan ng Quezon

Sa kabila ng nararanasang krisis ng mamamayan dulot ng pandemyang COVID-19, nakakita naman ng gintong pagkakataon ang AFP-PNP upang ihasik ang kanyang kontra-rebolusyonaryong pakana, tulad ng pekeng pagpapasuko. Noong ika-2 ng Hunyo, nililinlang ng pinagsanib na pwersa ng AFP-PNP ang mahigit sa 100 residente ng Sitio Singawan, Brgy. Umiray, General Nakar, Quezon at inilunsad ang malawakang interogasyon sa kanila. Ipinatawag sila sa tabing ng pamamahagi ng *relief goods* ng Department of Social Welfare and Development (DSWD). Piniktyuran ang mga dumalo at iprinesenta bilang mga sumukong kasapi ng BHB, kasama na inihapag ang mga baril na galing lang sa armori ng AFP.




May mahabang rekord sa panlilinlang ang 80th IBPA na nananalasa sa Quezon. Noong 2018, iligal na inaresto ng tropa ng 80th IBPA sila Dandoy Avellaneda at Rocky Torres, mga sibilyang Dumagat. Inakusahan silang mga kasapi ng BHB at pinilit pa ang dalawa na magpaputok ng baril para maging positibo sila sa *paraffin test*, dagdag na gawa-gawang ebidensya para gipitin ang dalawang sibilyan.

Taong 2019, patuloy pa rin ang panloloko ng reaksyunaryong gubyerno at ng AFP-PNP sa mamamayan ng General Nakar lalo na sa hanay ng mga katutubong Dumagat at Remontado. Sa simula pa lang ng huling kwarto ng 2019, ipinagmalaki ng 2nd ID ang 'pagsuko' ng mahigit na 30 kasapi ng BHB na sa totoo'y residente lamang ng mga barangay Magsikap, San Marcelino, Maligaya, at Masanga. Disyembre 2019, muling iprinisenta ng kawatang 2nd ID ang pagsuko ng dagdag na 15 na mandirigma umano ng BHB.

Nitong Marso, ginawang *media circus* ng 2nd ID ang sapilitang pagpapasuko sa mahigit 50 sibilyan bilang mga NPA sa buong CALABARZON.

Mayroong komun na karanasan ang lahat ng *fake surrenderees.* Pinangakuan sila ng P60,000 hanggang P65,000 para sa kanilang pagsuko, labas pa ang ipinagmalaki ng pamahalaan na pabahay at iba pang panlipunang serbisyong ilalaan sa kanila. Hanggang ngayon, nananatiling kasunduang pinirmahan sa tubig ang ipinangakong halagang ito at nagmistulang bula ang pangakong bahay at serbisyong panlipunang ibibigay umano sa kanila. Kung may ibinibigay man, aabot lamang sa ilang kilong bigas (3 kilo hanggang 20 kilo) at ilang *goods* ang kanilang matatanggap, gamumo lamang sa bilyun-bilyong pondong inilaan para sa Balik-Loob Program ng Rehimeng US-Duterte. Patunay ito ng katiwalian sa pondong inilalaan sa Enhanced Comprehensive Localized Integration Program (E-CLIP) na lalong nagpapataba sa bulsa ng mga heneral ng AFP at PNP.

Tuluy-tuloy rin ang panghaharas ng mga elemento ng AFP at PNP sa mga magsasaka at mangingisda ng limang bayan ng Polilio Group of Islands. Inaakusahan silang mga kasapi ng BHB. Sa bahagi naman ng Infanta at Real, tuluy-tuloy ang paghihigpit ng kaaway sa tabing ng *enhanced community quarantine* para raw itaboy ang COVID-19. Ang pakay ng mga pusakal na sundalong ito ay protektahan ang pagtatayo ng anti-mamamayan at pro-imperyalistang proyektong Kaliwa Dam. AFP-PNP rin ang siyang nambubulabog sa mga komunidad ng mga katutubo't magsasaka, laluna ang mga tutol sa proyekto.

Hindi mapipigilan ng reaksyunaryong estado at mersenaryong pwersa nito tulad ng 80th IBPA ang mahigpit na pagkakaisa ng mamamayan at hukbong bayan na hininang na ng mahabang tradisyon ng rebolusyonaryong paglaban sa pang-aapi, pagsasamantala at pagsusulong ng kanilang karapatan para sa pagpapasya-sa-sarili. Desperadong naghahabol ng oras ang AFP at PNP na kamtin ang target ng rehimeng US-Duterte na gapiin ang rebolusyonaryong kilusan bago matapos ang kanyang panunungkulan sa 2022.

Mga sarili nila ang tanging niloloko ng rehimeng US-Duterte at AFP-PNP sa mga kampanyang pagpapasuko. Anumang gawing panlilinlang ng kaaway, lalo lang tumitindi ang galit ng sambayanang lumalaban. Anumang huwad na pagpapasuko ang isagawa ng pamahalaan, hindi bibitawan ng sambayanan ang pagsusulong ng demokratikong rebolusyong bayan. 

# Pagpupugay kay Kasamang Lorelyn “Ka Fara” Saligumba!

Joventud del Fierro
Komiteng Rehiyon ng Timog Katagalugan
Partido Komunista ng Pilipinas

Armando Cienfuego
Melito Glor Command
Bagong Hukbong Bayan - Timog Katagalugan

Patnubay de Guia
National Democratic Front of the Philippines - Southern Tagalog

Hunyo 5, 2020



Pinakamataas na parangal ang ibinibigay ng buong rebolusyonaryong kilusan sa Timog Katagalugan kay Kasamang Lorelyn Saligumba, isang bayani at martir ng rebolusyon at sambayanan. Si Kasamang Lorelyn ay isang manggagawang pangkalusugan na nagpasyang yakapin ang landas ng rebolusyon at armadong pakikibaka at iukol ang kanyang buong buhay sa pagbibigay ng serbisyo sa masa sa kanayunan na matagal nang pinagkakaitan ng serbisyong medikal at disenteng kabuhayan ng bulok na sistema.

Nakabilang siya sa mga progresibong manggagawang pangkalusugan na iligal na inaresto, ikinulong at sinampahan ng gawa-gawang kaso na nakilala bilang Morong 43 noong Pebrero 6, 2010. Makaraan ng isang taon matapos lumaya, higit na tumibay ang kanyang realisasyon na ang gamot sa nagnanaknak na kanser ng lipunan ay mahahanap lamang sa rebolusyonaryong pagbabago ng lipunang Pilipino sa pamamagitan ng armadong pakikibaka. Sa ganitong sirkunstansya, naghanap siya ng ugnay sa New People's Army sa pamamagitan ng kanyang mga kababaryo na kasapi ng mga rebolusyonaryong organisasyon sa kanilang lokalidad—at nagsimula ang kanyang matapat at walang pag-iimbot na paglilingkod sa interes ng masang api at pinagsasamantalahan.

Walang pag-aalinlangang tinanggap niya ang tungkuling balikan ang mga pansamantalang naiwanang lugar upang maghatid ng serbisyong medikal at edukasyon sa masa sa pagharap at paglaban sa COVID-19. Nasa proseso ng pagtupad ang kanyang yunit ng misyong medikal nang kubkubin ng militar ang kanilang pwesto noong Hunyo 4, 2020 sa Barangay Mangangan Uno, Baco, Oriental Mindoro.

Nasugatan at tinamaan si Ka Lorelyn sa binti at nagawa niya pang mag-*tourniquet* at lagyan ng benda ang kanyang sugat para patigilin ang pagdurugo bago pagapang na umatras. Inabutan siya ng mga kaaway sa sapa habang gumagapang papalayo at isa nang *hors de combat* o wala nang kakayanang lumaban. Buhay siyang nadakip, ininteroga at sinakal pa bago walang awa siyang pinaslang at tinadtad ng bala ang kanyang katawan ng mga pasista.

Mariing kinukundena namin ang 203rd Infantry Brigade sa ilalim ni Col. Jose Augusto Villareal sa ginawang pagpaslang kay Ka Lorelyn—na isa nang sugatan at wala nang kakayahang lumaban—sa halip na bihagin na lamang siya at lapatan ng kaukulang lunas ang tinamong mga sugat mula sa tama ng mga punglo ng mga pasista. Malinaw na paglabag ito CARHRIHL at Protocol I at II ng 1977 Geneva Conventions.

Kinukundena namin ang malisyosong pag-uugnay ni General Burgos sa kaso ni Ka Lorelyn Saligumba na kabilang sa Morong 43 para iabswelto ang 202nd Infantry Brigade/2nd ID-PA at PNP sa iligal na pag-aresto, pagtatanim ng ebidensya at pagkukulong sa mga lehitimong *health workers* sa Morong, Rizal noong 2010.

Kung may nagpasya man sa nakabilang sa Morong 43 na hanapin sa rebolusyon at armadong pakikibaka ang solusyon sa malubha at malalim na ugat ng kabulukan ng naghaharing sistema, tulad ni Ka Lorelyn, ito ay nagmumula sa matibay nilang personal na paniniwala na kailangang tanggalin ang kanser ng lipunan sa isang rebolusyonaryong paraan. Sila mismo ang saksi kung gaano kabulok ang sistema ng hustisya ng reaksyunaryong rehimen at kung papaano minamanupaktura ang mga ebidensya ng mga pulis at sundalo para iligal na ikulong ang kanilang mga biktima. Ang mga inhustisya mismong ito ang nagtulak sa kanila na yakapin ang rebolusyonaryong solusyon at talikuran ang daan ng pagreporma sa mapagsamantalang sistema sa pamamagitan ng ligal at parlamentaryong paraan.

Kinukundena din namin ang pakitang-tao na "pagmamagandang-loob" ni Gen. Burgos at 203rd Brigade na ibigay sa pamilya ang labi ni Kasamang Elmar Morillo na namartir sa isang labanan sa Socorro, Oriental Mindoro at ang pangako na ibibigay ang labi ni Ka Lorelyn sa pamilya't kaanak nito sa Sablayan, Occidental Mindoro. Ipokrito si General Burgos at 2nd ID gayung mahigit isang buwan na pinigilan at bininbin ng

80th IBPA na makuha ng pamilya ni Ka Noel Levanta ang labi nito na namartir sa Puray, Rodriguez, Rizal. Gayundin ang ginawang panggigipit ng 80th IBPA at 202nd Brigade para pigilan at binbinin na makuha ng asawa ang mga labi nina Kasamang Ermin Bellen at Lucio Simporoso na biktima ng ala-Tokhang na *extrajudicial killing* ng militar at pulis sa Antipolo, Rizal noong Disyembre 5, 2019.

Ang naghaharing rehimen ay hindi na makapaghari sa bihis ng burges-demokrasyang mga palamuti. Nais nitong patayin ang mga lehitimong pagtutol ng mamamayan sa pamamagitan ng marahas at mapanupil na paraan. Nagpapakana ang NTF-ELCAC na kitlin ang lahat ng ligal na oposisyon at kritiko sa ngalan ng anti-komunismo. Higit pang pinatatalas ang pangil ng pasismo at terorismo ng estado sa pagsasabatas na mas mabagsik na Anti-Terrorism Act of 2020 na niluto ng anti-mamamayang Senado at Kongreso.

Habang umiigting ang kontradiksyon sa lipunang Pilipino at krisis ng naghaharing sistema, ibayong mahuhubaran ang mga instrumento ng pasismo ng estado sa bansa na kinabibilangan ng mga sangay ng ehekutibo, lehislatibo at hudisyal kasama ang pwersang pangseguridad ng estado (AFP at PNP), mga kulungan at mga ahensya sa paglilinlang sa mamamayan. Higit nitong gagatungan ang paglaban ng mamamayan at pagyakap sa rebolusyon. Maraming Lorelyn Saligumba ang babangon sa hanay ng nakikibakang mamamayan upang humawak ng sandata at tahakin ang daan ng armadong pakikibaka.

Mabuhay ang rebolusyonaryong diwa ni Ka Lorelyn Saligumba, isang asawa, anak at mabuting ina sa kanyang mga anak. Ang kanyang bakas ay susundan ng libu-libong mamamayan na tulad niya ay ninanais na gamutin ang nagnanaknak na kanser ng lipunang Pilipino. Ang armas na kanyang nabitawan ay dadamputin ng mga tulad niyang mabubuting anak ng bayan upang ipagpatuloy ang kanyang ipinaglalaban para makamit ang tunay na kapayapaan, kasaganaan at demokrasya sa bansa.

***Mabuhay si Ka Lorelyn Saligumba at ang kanyang rebolusyonaryong adhikain!***

***Kamatayan sa mga pasista!*** K

*LATHALAIN*

# Ka Jorel, kabataang Pulang alamat ng Quezon

Maihahalintulad ko si Ka Jorel sa sikat ng araw sa umaga - napakaaliwalas at napakasigla. Nakilala ko si Elmar "Ka Jorel" Morillo noong umikot ang yunit namin sa kanilang baryo. Ang kanilang lugar ay kabilang sa mga baryo na may mahaba at mayamang kasaysayan ng pagsuporta at pagsusulong ng rebolusyon. Kaya bata pa lamang, nakakasalamuha na ni Jorel ang BHB. Malaki ang impluwensya sa kanya ng rebolusyonaryong kilusan na kalauna'y magiging tuntungan din ng kanyang pagsampa sa BHB.

Panganay si Ka Jorel sa apat na magkakapatid. Sanay siyang mamuno at makihalubilo sa iba't ibang tipo ng tao dahil naging lider siya sa kanilang baryo. Naging SK Chairman siya noong binatilyo pa siya at kagawad ng barangay pagpasok sa edad na 18. Katatapos lamang ng kanyang termino nang pumasok siya sa aming kampuhan at 24 taong gulang siya nang sumampa sa Hukbo.

**Si Ka Jorel bilang mag-aaral ng bayan**

Naglulunsad kami noon ng serye ng mga pag-aaral sa mga kabataan at isa siya sa mga dumalo doon. Napaka-aktibo niyang mag-aaral. Mabilis niyang naunawaan ang mga paksa dahil karanasan niya mismo ang nagturo sa kanya. Nangunguna siya sa pagsagot sa mga katanungan lalo sa pagdating sa pagtutuos ng mga kwentada upang makuha ang tantos ng pagsasamantala ng panginoong maylupa sa mga magsasaka. Danas niya kasi ang kahirapan sa tuwing bumababa ang presyo ng kopra at ang pagrami ng iba pang hindi makatwiran kaltas ng asyendero-kumprada-usurero tulad ng daya sa timbangan, resikada at taktak.

Matalas si Ka Jorel at bihasa sa mga paksang itinuro ng mga kasama. Sadyang lumitaw siya sa buong klaseng iyon dahil binibigyang buhay niya ang pag-aaral sa pamamagitan ng kanyang mga biro. Malakas ang tawanan sa aming iskul noon at naaalala kong lagi kaming sinasaway ng mga kasama dahil sa ingay.

Matapos ang pag-aaral, naging madalas ang pagpasok ni Jorel sa aming yunit. Kahit mapapunta na kami sa mga karatig na baryo, pupunta ang grupo nilang mga kabataan upang makasalamuha kami at magpatuloy ng kanilang pag-aaral. Hindi nagtagal, sumapi na siya sa BHB.

**Isang mahusay na kasama at matapang na Pulang kumander**

Mabilis ang naging pag-unlad ni Ka Jorel sa aming yunit. Kita ang kanyang kagustuhang matuto sa iba't ibang gawain sa loob ng Hukbo. Wala siyang pag-aalinlangang tanggapin ang anumang gawaing ibigay sa kanya. Wala pa siyang isang buwan noon nang tanggapin niya ang atas na ipadala sa ibang larangan upang lumahok sa ilulunsad na taktikal na opensiba.

Nang bumalik siya sa amin, baon niya ang mga kwento at aral ng kanilang karanasan sa matagumpay na aksyong militar na iyon. Ni hindi kami nakaramdam ng bahid ng pagmamayabang o pagmamataas kay Jorel noon. Katunayan, sa kabila ng kanyang karanasan, nanatili ang mababang loob ni Jorel. Tumaas din ang kanyang kumpyansa upang magpakahusay pa sa larangang

militar at pagsusulong ng rebolusyon.

Dahil sa kanyang pinakitang tapang at husay, kinilala ng Partido ang kanyang lakas at galing at agad siyang binigyan ng promosyon sa Partido at sa Hukbo. Itinalaga siyang platun lider ng hukbo at isa na sa mga responsableng kasama sa larangan.

**Bayani ng sambayanan**

Responsableng pinuno si Ka Jorel. Pinangungunahan niya ang mga gawain sa platun, kahit sa simpleng teknikal na mga bagay. Magiliw siya kapwa sa masa at mga kasama. Bilang iskwad lider, lagi niyang nilalaanan ng panahon ang mga kasamang may problema. Pinupuntahan niya ang mga kasama para payuhan o kaya ay pasayahin. Ayaw niya na ang mga kasama ay nababagot at nakakaisip na umuwi.

Kahit sa harap ng hirap at sakripisyo, hindi nawawalan ng pag-asa si Ka Jorel. Mas inuuna pa niya ang kanyang pinamumunuan kaysa sa kanyang kapakanan.

Nakaranas siya noon ng isang panahon ng taggutom ng kanyang pinamumunuang detats iskwad habang nasa gitna ng atake ng kaaway. Labis ang pag-aalala niya sa mga kasama. Madalas niyang punuin ng talakayan ang mga sandaling iyon upang hindi mapanghinaan ng loob ang mga kasama hanggang sa makakonsentra sila sa *main body.*

Alam niya ang sikreto sa pananagumpay ng mga taktikal na opensiba—ang pagsalalay at pagpapakilos sa masa upang durugin ang kaaway. Dahil lapat din siya sa masa, natutukoy niya kung sino ang mapagkakatiwalaan at makakatuwang sa kanila upang mailarga ang mga opensiba. May angking husay pa siya sa pagdidibuho. Nakukumbina niya ito sa husay niya sa kalupaan kaya hindi mahirap unawain ang kanyang mga krokis o *sketch* ng mga target. Dahil dito, nagiging matagumpay ang aming mga aksyong militar.

Bukas din si Ka Jorel na ipakat sa ibang lugar upang gumampan ng gawain. Kaya makalipas ang ilang taon sa aming yunit, ipinadala na siya sa ibang larangan para doon mag-ambag ng kanyang husay at galing.



Hindi na kami muling nagkita ni Ka Jorel mula noon. Magkakamustahan na lang kami sa pamamagitan ng mga kasamang makakasalamuha niya o sa mga sulat. Mababalitaan ko na lang din ang matatagumpay nilang aksyong militar. At mababalitaan na lang namin ang kanyang pagkamartir sa edad na 29. Saglit lamang ang panahong nakapiling namin si Ka Jorel, subalit isang karangalan na makasama at makapiling siya bilang rebolusyonaryo.

Hinding-hindi ka namin makakalimutan Ka Jorel. Isa ka nang Pulang alamat sa hanay ng mga kabataang nagpapatuloy ng dakilang pamana ng rebolusyon. Hangga't naririto pa kami, ipagpapatuloy din namin ang iyong naiwang tungkulin. K

BANTAY KARAPATAN



# Progresibong lingkod bayan ng Laguna, pinaslang ng 1st IBPA

Nasawi si Kapitan Froilan "Kawing" Reyes, 48, ng Barangay San Antonio, Kalayaan, Laguna matapos siyang malagim na patayin ng mga elemento ng 1st IBPA noong Hunyo 18.

Naganap ang krimen bandang ala-una ng hapon habang bumibiyahe si Reyes pauwi mula sa munisipyo ng Kalayaan, Laguna. Sinundan ng dalawang lalaking nakasakay sa isang motorsiklo ang kotse ng biktima at saka ito pinaulanan ng putok sa kahabaan ng kalsada ng Barangay Longos, Kalayaan.

Kilala si Reyes na tapat at mahusay na lingkod bayan na nagtatanggol sa karapatang tao at naglilingkod sa interes ng kanyang kababaryo. Tapat niyang ibinibigay ang pagkain at ayudang pinansya sa mga kababaryong apektado ng malupit na militaristang *lockdown*. Tumutulong din siya sa mga taong hinaharas ng mga sundalo at pulis sa kanilang lugar.

Tampok na insidente ang pagtulong ni Reyes sa matagumpay na pagpapalaya sa dalawang magsasakang dinakip ng 1st IBPA noong Pebrero. Hinuli ng mga sundalo ang dalawang magsasaka habang sila'y kumukuha ng uway sa kagubatan at pinaratangang mga kasapi ng NPA na nakaengkwentro ng yunit ng 1st IBPA sa Barangay Cagsiay III noong Pebrero 5.

Mariing kinundena ng Cesar Batralo Command (CBC) - BHB Laguna ang pagpatay kay Reyes.

"Pangita ang pagiging pasista ng Rehimeng US Duterte sa ekstrahudisyal na pagpaslang [kay] Reyes. Dahil dito kinamumuhian ng mamamayan ng Laguna ang mga pasistang militar sa katauhan ng 1st IBPA na sa kabila ng krisis natin sa pandemya ng COVID-19 ay mas nagpokus sa paghahasik ng lagim sa mamamayan," pahayag ng CBC - BHB Laguna. K

# AT DUMATING SI DUTERTE AT MGA PASISTA...*

Una, tinugis nila ang mga adik, at ako'y nanahimik—
Dahil hindi ako isang adik
Pagkatapos tinugis nila ang mga terorista, at ako'y nanahimik—
Dahil hindi ako isang terorista

Sumunod, tinugis nila ang mga Komunista, at ako'y nanahimik—
Dahil hindi ako isang Komunista
Pagkatapos tinugis nila ang mga magsasaka at mga katutubong minoridad, at ako'y nanahimik—
Dahil hindi ako magsasaka o isang katutubong minorya

Nang tinugis nila ang mga unyonista at maralitang lungsod, ako'y nanahimik
Dahil hindi ako unyonista o maralitang tagalungsod
Sumunod, tinugis nila ang mga tagapagtanggol ng karapatang-tao at mga aktibista, at ako'y nanahimik—
Dahil hindi ako tagapagtanggol ng karapatang-tao o isang aktibista

Pagkaraan, tinugis nila ang mga mamamahayag, tagapagtaguyod ng karapatang sibil at mga kritiko, at ako'y nanahimik
Dahil hindi ako mamamahayag, tagapagtaguyod ng karapatang sibil ni isang kritiko
Paglaon, ako ay kanilang tinugis—ngunit wala nang natirang magtatanggol sa akin




*Isang adaptasyon ng "First they came for...", tulang isinulat ni Lutheran pastor Martin Niemöller (1892–1984), isang Aleman, hinggil sa kawalan ng pakialam sa pulitika ng mga intelektwal na Aleman matapos ang pag-akyat sa kapangyarihan ng Nazismo ni Hitler.